**"ALLA-HUMMA 'A-LIMIL 'GAYBI WAS-SHA-DATI, FA-'TIRAS-SAMA-WA-TIWAL AR'DI, RABBA KULLI SHAY-IN WAMALI-KAHU. ASH-HADU ANLA-ILA-HA ILLA ANTA, A'U'THUBIKA MIN SHARRI NAFSI, WAMIN SHARRIS-SHAY'TA-NI WASHIRKIHI. WA-AN AQTARIFA 'ALA NAFSI-SU-AN, AW-AJURRAHU ILA -MUSLIMIN."**

"O Allah, ang Lubos na nakababatid sa mga (bagay na) nakalingid at nakalantad, Tagalikha ng mga kalangitan at kalupaan, Panginoon at Nagmamay-ari ng lahat ng bagay. Ako ay sumasaksi na walang (diyos na) may karapatang sambahin maliban sa Iyo. Ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa kasamaan ng aking kaluluwa at mula sa kasamaan ng Shaytan at ng kanyang mga pagtatambal (shirk), at mula sa mga pagkakamaling nagagawa na laban sa aking kaluluwa o mapanagutan ng kapwa Muslim." [1]

٨٦. بِسْمِ اللهِ الَّذِي لاَ يَضُرُّ مَعَ اسْمِهِ شَيْءٌ فِي الأَرْضِ وَلاَ فِي السَّمَاءِ وَهُوَ السَّمِيْعُ الْعَلِيْمُ (ثلاث مرات)

**"BISMILLA-HIL LA'THEE LA-YA'DURRO MA-'ASMIHI SHAY-ON FIL-AR'DI WALA FIS SAMA-I WAHUWAS-SAMI-'UL 'ALEEM."** *(Banggitin ng tatlong beses sa Arabic)*

"Sa Ngalan ng Allah, na sa Kanyang pangalan ay walang mapipinsalang bagay dito sa lupa o sa mga kalangitan at Siya ang Lubos na Nakakarinig at Lubos na Nakababatid." [2]

---

1. Sahih At-Tirmithi 3/142 at Abu Dawud.
2. "Sinumang isaulo ito ng tatlong beses sa umaga ay hindi tatamaan ng anumang kalamidad bago sumapit ang hapon, at sinumang isaulo ito ng tatlong beses sa hapon ay hindi ito tatamaan ng kalamidad bago sumapit ang umaga." Abu Dawud 4/323, At-Tirmithi 5/465, Ibn Majah 2/332, Ahmad. Ang mga pinagmulan ng mga pag-uulat nito kay Ibn Majah ay mabuti (Hasan), Ibn Baz, p. 39.

٨٧. رَضِيْتُ بِاللهِ رَبـــاً، وَبِالإِسْلاَمِ دِيْنـــاً، وَبِمُحَمَّدٍ ﷺ نَبِيـــاً
ثلاث مرات

**"RA'DEYTO BILLA-HI RABBAN, WABIL ISLA-MI DI-NAN, WABIMU'HAMMADIN (sallallahu 'alihi wa sallam) NABIYYAN."** *(Banggitin ng tatlong beses sa Arabic)*

"Ikinalulugod ko na Allah ang (aking) Panginoon at Islam ang aking relihiyon at si Muhammad bilang Propeta." [1]

٨٨. يَا حَيُّ يَا قَيُّوْمُ بِرَحْمَتِكَ أَسْتَغِيْثُ أَصْلِحْ لِي شَأْنِي كُلَّهُ وَلاَ تَكِلْنِي إِلَى نَفْسِي طَرْفَةَ عَيْنٍ

**"YA 'HAYYU, YA QAYYUMU BIRA'HMATIKA ASTA'GHIY'THO ASLI'H LI SHA-'NI KOLLAHU WALA TAKILNI ILA NAFSI 'TARFATA 'AYNIN."**

"O Lalagi ng Buhay! ('Hayyu), O Walang-Katapusan! (Qayyum) sa pamamagitan ng Iyong habag, hinihiling ko ang Iyong tulong upang ituwid ang lahat kung gawa at huwag ipaubaya sa akin ang pamamahala sa aking sarili ng kahit man kisap mata." [2]

٨٩. أَصْبَحْنَا وَأَصْبَحَ الْمُلْكُ لِلَّهِ رَبِّ الْعَالَمِيْنَ، اللَّهُمَّ إِنِّي أَسْأَلُكَ خَيْرَ هَذَا الْيَوْمِ فَتْحَهُ، وَنَصْرَهُ وَنُوْرَهُ، وَبَرَكَتَهُ، وَهُدَاهُ، وَأَعُوْذُ بِكَ مِنْ شَرِّ مَا فِيْهِ وَشَرِّ مَا بَعْدَهُ .

[1]. "Ipinangako ng Allah ﷻ na sinuman ang sabihin ito ng tatlong beses sa bawat umaga at hapon ay magkakaroon ng kasiyahan sa Araw ng Resureksiyon," Ahmad 4/337, An-Nasa'i, 'Amal Al-Yawm wal Lailah p.4, Ibn As-Sunni (no. 68), At-Tirmithi 5/465.

[2]. Al-Hakim 1/545, Sahih At-Targhib wat-Tahrib, 1/273.

**"ASBA'HNA WA-ASBA'HAL MULKOLILLA-HI RABBIL 'A-LAMEEN. ALLAHUMMA INNI AS-ALOKA 'KHAYRA HA-'THAL YAWM, FAT-'HAHU, WANASRAHU, WANURAHU, WA BARAKATAHU, WA HUDA-HU, WA-A-'U'THUBIKA MIN SHARRIMA FI-HI, WA SHARRIMA BA-'DAHU."**

"Naabot namin ang umaga at nagising sa Dakilang Kapangyarihan ng Allah, Panginoon ng mga daigdig. O Allah! hinihiling ko ang kabutihang napapaloob sa araw na ito[1], ang pagwawagi at tagumpay nito, ang ilaw at mga pagpapala at patnubay nito. Ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa mga kasamaang napapaloob sa araw na ito at mga kasamaang kasunod nito." [2]

٩٠. أَصْبَحْنَا عَلَىَ فِطْرَةِ ٱلإِسْلاَمِ وَعَلَى كَلِمَةِ ٱلإِخْلاَصِ، وَعَلَى دِيْنِ نَبِيِّنَا مُحَمَّدٍ ﷺ وَعَلَىَ مِلَّةِ أَبِيْنَا إِبْرَاهِيْمَ، حَنِيْفاً مُسْلِماً وَمَا كَانَ مِنَ ٱلْمُشْرِكِيْنَ .

**"ASBA'HNA 'ALA FI'TRATIL ISLA-AMI, WA-'ALA KALIMATIL I'KHLAS, WA-'ALA DEENI NABIYYINA MU'HAMMADIN (sallalla-hu 'alayhi wa sallam)) WA-'ALA MILLATI ABI-NA IBRAAHEEMA, 'HANI-FAN MUSLIMAN WAMA KA-NA MINAL MUSHRIKEEN."**

"Kami ay nagising[3] sa fitratil (relihiyon ng) Islam, at sa salita ng I'khlas (Kadalisayan ng Pananampalataya [Shaha-dah]), at sa relihiyon ng ating Propeta Muhammad ﷺ , at sa relihiyon ng ama nating Ibrahem

[1] . Sa panghapon na panalangin ay dapat sabihin ang: "*Allahumma as-aluka 'kahyra ha-'thihil layl..*" Panginoon ko hinihiling ko sa Iyo ang kabutihan nilalaman ng gabing ito.."

[2] . Abu Dawud 4/322. Tingnan ang Ibn Al-Qaiyim, Zad Al-Ma'ad 2/373.

[3] .Kapag babanggitin mo ito sa hapon ay dapat mong sabihin ang "*Amsayna 'ala fitratil-Islam....*" *At tinapos namin ang araw na ito...*"

(Abraham), na siya ay makatotohanan (sa pagsamba sa Allah) at Muslimat hindi kasama sa mga nagtatambal (sa Allah ﷻ).[1]

٩١. سُبْحَانَ اللهِ وَبِحَمْدِهِ (مائة مرّة)

"SUB'HA-NALLA-HI WA BI'HAMDIHI" (isaulo ito ng isang daan beses).

"Kaluwalhatian sa Allah at sa Kanya ang lahat ng Papuri." [2]

٩٢. لاَ اِلَهَ إِلاَّ اللهُ وَحْدَهُ لاَ شَرِيْكَ لَهُ، لَهُ الْمُلْكُ وَلَهُ الْحَمْدُ، وَهُوَ عَلَى كُلِّ شَيْءٍ قَدِيْرٌ. (عشر مرّات) أو (مرّة واحدة عند الكسل).

**"LA-ILA-HA ILLALLAHU WA'HADAHU LA SHARI-KALAHU, LAHUL MULKO WALAHUL 'HAMDU WA HUWA 'ALA KULLI SHAY-'IN QADEER."**

"Walang diyos maliban sa Allah ng Nag-iisa, Siya ay walang katambal. Sa Kanyang pagmamay-ari ang kamahalan at sa Kanya ang lahat ng kapurihan at Siya ay may kakayahan sa lahat ng bagay," *(isaulo sa Arabik ng sampung beses[3] o di kaya ay minsan lang para mawala ang katamaran.)* [1]

---

[1] . Ahmad 3/406-7, 5/123, An-Nasa'i, Amal Al-Yawm wal-Lailah (no. 34), At-Tirmithi 4/209.

[2] . Sinumang isaulo ito ng isang daan beses sa umaga at hapon ay hindi malalampasan ng kaninuman sa Araw ng Resureksiyon maliban sa mga taong gumawa ng higit pa rito." Al-Bukhari 4/2071.

[3] . " Isusulat ng Allah ﷻ ang sampung Hasanat (gantimpalang mabuti) sa sinumang magsaulo rito ng sampung beses sa umaga at patatawarin siya ng sampung pagkakasalang nagawa at pagkakalooban siya ng gantimpala ng magpalaya ng sampung alipin at pangangalagaan siya sa tukso ng Shaytan. Sinumang isaulo ito ng sampung beses sa gabi ay mabibigyan ng gantimpalang kasingtulad nito." An-Nasa'i, 'Amal Al-Yawm wal-Lailah (no. 24).(Sahih) Al-Albani 1/272. Ini-ulat ni Abu Hurairah ؓ na sinabi ng Propeta: "Isusulat ng Allah

٩٣. لاَ اِلَهَ إِلاَّ اللهُ وَحْدَهُ لاَ شَرِيْكَ لَهُ، لَهُ الْمُلْكُ وَلَهُ الْحَمْدُ، وَهُوَ عَلَى كُلِّ شَيْءٍ قَدِيْرٌ. (مائة مرّة إذا أصبح).

**"LA-ILA-HA ILLALLAHU WA'HDAHU LA SHARI-KALAHU, LAHUL MULKO WALAHUL 'HAMDU WA HUWA 'ALA KOLLI SHAY-'IN QADEER."**

"Walang diyos maliban sa Allah ng Nag-iisa, Siya ay walang katambal. Sa Kanyang pagmamay-ari ang kamahalan at sa Kanya ang lahat ng kapurihan. Siya ay may kakayahan sa lahat ng bagay," *(Isaulo ito ng isang daan beses sa Arabik pagkagising sa umaga)*." [2]

---

ﷺ ang isang daang *Hasanat* sa sinumang banggitin ang " Walang diyos maliban sa Allah na Nag-iisa, Siya ay walang katambal. Sa Kanyang pag-aari ang kamahalan at lahat ng kapurihan. Siya ay may kakayahan sa lahat ng bagay," ng sampung beses sa umaga, at siya'y mapapatawad ng isang daang mga pagkakasalang nagawa. Pagkalooban din siya ng gantimpala ng makapagpalaya ng isang alipin at siya ay pangangalagaan mula sa kasmaang ng Shaytan sa buong araw hanggang takip-silim. Ang sinumang banggitin ito sa hapon ay magkakaroon ng gantimpalang kasingtulad nito." Ahmad 8/704, 16/923, Ang mga pinagdaanan nito ay lahat mabuti (Hasan), Ibn Baz, p. 44.

[1] . "Ang sinumang isaulo ito sa umaga ay magkakaroon ng gantimpala na parang naka pagpalaya ng isang alipin mula sa angkan ni Isma'el. Sampung *Hasanat* ang isusulat para sa kanya at siya ay mapapatawad ng sampung pagkakasalang nagawa at iaangat siya ng sampung baitang at mapangangalagaan mula sa kasamaan ng Shaytan hanggang hapon. Ang sinumang banggitin ito sa hapon ay magkakaroon ng gantimpalang kasingtulad nito." Abu Dawud 4/319, 3*957, Ahmad 4/60, Ibn Majah 2/331, Ibn Al-Qaiyim Zad Al-Ma'ad 2/388, (Sahih) Al-Albani 1/270.

[2] ."Sinumang isaulo ng isang daan beses sa isang araw ay magkakaroon ng gantimpala na parang siya'y nakapagpalaya ng sampung mga alipin. Isang daang *Hasanat* ang isusulat para sa kanya at isang daang mga pagkakasala ang buburahin sa kanya at siya'y mapangangalagaan mula sa kasamaan ng Shaytan hanggang gabi. Walang sinumang mapagkakalooban ng higit nito maliban sa nakagawa ng mas higit rito." Al-Bukhari 4/95, Muslim 4/2071.

٩٤. سُبْحَانَ اللهِ وَبِحَمْدِهِ: عَدَدَ خَلْقِهِ، وَرِضَا نَفْسِهِ، وَزِنَةَ عَرْشِهِ
وَمِدَادَ كَلِمَاتِهِ. (ثَلاَثَ مَرَّاتٍ إِذَا أَصْبَحَ)

**"SUBHA-NALLA-HI WA BI'HAMDIHI: 'ADADA 'KHALQIHI, WARI'DA NAFSIHI, WAZINATA 'ARSHIHI, WA MIDA-DA KALIMATIHI."** *(banggitin ng tatlong beses sa Arabik kapag bumangon sa umaga)*

"Kaluwalhatian sa Allah at sa Kanya ang lahat ng papuri: Sa dami ng bilang ng Kanyang mga nilikha, at sa Kanyang kaluguran, at sa bigat ng Kanyang Trono (Dakilang Luklukan) at lawak (ng naisulat) ng Kanyang mga Salita."[1]

٩٥. اَللَّهُمَّ إِنِّي أَسْأَلُكَ عِلْماً نَافِعًا، وَرِزْقًا طَيِّبًا، وَعَمَلاً مُتَقَبَّلاً. (إذا أصبح)

**"ALLAHUMMA INNI AS-ALUKA 'ILMAN NA-FI'AN, WA RIZQAN 'TAYYIBAN, WA 'AMILA MUTAQABBALAN."** *(Banggitin sa Arabik kapag bumangon sa umaga).*

"O Allah! hinihilingin ko sa Iyo upang ako'y pagkalooban Mo ng kaalamang makapagbibigay sa akin ng benipisyo, at mula sa Iyong mga magagandang biyaya, at mga gawaing katanggap-tanggap." [2]

٩٦. أَسْتَغْفِرُ اللهَ وَأَتُوبُ إِلَيْهِ. (مِائَةَ مَرَّةٍ فِي الْيَوْمِ)

**"ASTA'GHFIRULLA-HA WA ATUBO ILAYH"** *(Isaulo ito sa araw ng isang daan beses sa Arabik)*

---

[1]. Muslim 4/2090.

[2]. Ibn As-Sunni, no. 54, Ibn Majah no. 920, Ang mga pinanggalingan nito ay lahat mabuti (Hasan), Ibn Al-Qaiyim 2/375.

"Hinihiling ko ang kapatawaran ng Allah at ako ay nagsisisi sa Kanya." [1]

٩٧. أَعُوْذُ بِكَلِمَاتِ اللهِ التَّامَّاتِ مِنْ شَرِّ مَا خَلَقَ. (ثلاث مرّات إذا أمسى)

**"A'U'THO BIKALIMA-TILLA-HI MIN SHARRIMA 'KHALAQA."**

"Ako ay nagpapakupkop sa ganap na mga Salita ng Allah mula sa kasamaan ng Kanyang mga nilikha." [2]

٩٨. اَللَّهُمَّ صَلِّ وَسَلِّمْ عَلَى نَبِيِّنَا مُحَمَّدٍ. (عشر مرّات)

**"ALLAHUMMA SALLI WA SALLIM 'ALA NABIYYINA MU'HAMMAD."** *(Banggitin sa Arabik ng sampung beses)*

"O Allah, hinihiling namin ang Iyong kapayapaan at pagpapala ay mapasa aming Propeta Muhammad." [3]

**28. MGA PANALANGIN BAGO MATULOG**

---

[1]. Al-Bukhari, Fath Al-Bari 11/101, Muslim 4/2075.

[2]. Ang sinumang isaulo ito ng tatlong beses sa hapon ay mapapangalagaan mula sa mga tuklaw ng anumang insekto," Ahmad 2/290, An-Nasa'i, Amal Al-Yawm wal-Lailah no. 590, At-Tirmithi 3/187, Ibn As-Sunni no. 68. Ayon kay Al-Albani, Ibn Majah (2/226) ang mga pinagdaanan nito ay hindi nagkamali (Sahih) at sang-ayon ito kay Ibn Baz 44. Iniulat ni At-Trirmithi na ito ay mabuti (Hasan).

[3]. Sinabi ng Propeta ﷺ: "Sa sinumang magsaulo ng pagpapala para sa akin ng sampung beses sa umaga at sampung beses sa hapon ay makakamit niya ang aking pamamagitan sa Araw ng Resureksiyon." Iniulat ni At-Tabarani ang Hadith na ito at kasama ng dalawang pinagdaanan nito. Ang isa sa kanila ay mapagkatiwalaan (Jayyid). Basahin ang Majma' Az-Zawaid ni Haithami 10/120 at Al-Albani Sahih At-Targhib Wat-Tarhib 1/273.

99. Ibuka at pagdikitin ang iyong mga palad, hihipan ito ng malumanay at pagkatapos ay basahin ang Suratul Ikhlas, Al-Falaq at An-Nas:

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ هُوَ ٱللَّهُ أَحَدٌ ﴿١﴾ ٱللَّهُ ٱلصَّمَدُ ﴿٢﴾ لَمْ يَلِدْ وَلَمْ يُولَدْ ﴿٣﴾ وَلَمْ يَكُن لَّهُۥ
كُفُوًا أَحَدٌۢ ﴿٤﴾

"BISMILLA-HIR RA'HMA-NIR RA'HEEM, QUL HUWALLA-HU A'HAD. ALLA-HUS SAMAD, LAMIYALID WALAM YU-LAD, WALAM YAKULLAHU KUFUWAN A'HAD."

"Sa Ngalan ng Allah, Ang Mapagpala, Ang Mahahabagin. Ipahayag! Siya ang Allah, ang Nag-iisa. Allah, ang Walang Hanggan, ang Ganap, Sandigan ng lahat. Hindi Siya nagka-anak at hindi Siya ipinanganak. At Siya ay walang katulad."

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلْفَلَقِ ﴿١﴾ مِن شَرِّ مَا خَلَقَ ﴿٢﴾ وَمِن شَرِّ غَاسِقٍ إِذَا وَقَبَ ﴿٣﴾
وَمِن شَرِّ ٱلنَّفَّٰثَٰتِ فِى ٱلْعُقَدِ ﴿٤﴾ وَمِن شَرِّ حَاسِدٍ إِذَا حَسَدَ ﴿٥﴾

"BISMILLA-HIR RA'HMA-NIR RA'HEEM, QUL A-'UTHOUBIRABBIL FALAQ, MINSHARRIMA 'KHALAQ, WAMIN SHARRI'GHA-SIQIN I'THA WAQAB , WAMIN SHARRIN-NAFFA-THA-TI FIL 'OQAD, WAMIN SHARRI 'HA-SIDIN I'THA 'HASAD."

"Sa Ngalan ng Allah, Ang Mapagpala, Ang Mahabagin. Ipahayag! Ako ay nagpapakupkop sa Panginoon ng bukang-liwayway. Laban sa kasamaan ng mga nilikhang bagay. Laban sa kasamaan ng kadiliman kung ito ay laganap. Laban sa kasamaan ng mga

nagsasagawa (ng karunungang itim). At laban sa kasamaan ng mga nagsasagawa ng mainggitin kapag siya ay naninibugho."

بِسْمِ ٱللَّهِ ٱلرَّحْمَٰنِ ٱلرَّحِيمِ

قُلْ أَعُوذُ بِرَبِّ ٱلنَّاسِ ﴿١﴾ مَلِكِ ٱلنَّاسِ ﴿٢﴾ إِلَٰهِ ٱلنَّاسِ ﴿٣﴾ مِن شَرِّ
ٱلْوَسْوَاسِ ٱلْخَنَّاسِ ﴿٤﴾ ٱلَّذِى يُوَسْوِسُ فِى صُدُورِ ٱلنَّاسِ ﴿٥﴾ مِنَ
ٱلْجِنَّةِ وَٱلنَّاسِ ﴿٦﴾

"BISMILLA-HIR RA'HMA-NIR RA'HEEM, QUL-A'UTHUBIRABBINNA-S, MALIKINNA-S, ILA-HIN NA-S, MIN SHARRILWASWA-SIL 'KHANNA-S, ALLA'THE-YUWASWISUFI SUDU-RINNA-SI, MINAL JINNATI WANNA-S"

"Sa Ngalan ng Allah, Ang Mapagpala, Ang Mahabagin. Ipahayag! Ako ay nagpapakupkop sa Panginoon ng sangkatauhan. Ang Hari ng sangkatauhan. Ang Diyos ng sangkatauhan. Laban sa kasamaan ng bumubulong at lumalayo (matapos bumulong). Na nagbubulong sa mga puso ng sangkatauhan. (Sila ay) Mula sa mga Jinn at Tao (na naghihikayat sa kasamaan). " (Isaulo ito ng tatlong beses sa Arabik) [1]

*At pagkatapos ay ipunas ang iyong dalawang palad sa iyong katawan at mag-umpisa sa ulo, mukha at sa katawan ng tatlong beses.* [2]

---

1 . Ang sinumang isaulo ito ng tatlong beses sa umaga at hapon ay mapangangalagaan nila ito (bilang proteksiyon) laban sa anumang bagay (na masama). Abu Daud 3/22, at At-Tirmithi 5/567. Tingnan ang Sahih Tirmithi 3/182.

2 . Al-Bukhari, Fath Al-Bari 9/62 at Muslim 4/1723.

١٠٠. ﴿ ٱللَّهُ لَآ إِلَـٰهَ إِلَّا هُوَ ٱلْحَىُّ ٱلْقَيُّومُ ۚ لَا تَأْخُذُهُۥ سِنَةٌ وَلَا نَوْمٌ ۚ لَّهُۥ مَا فِى ٱلسَّمَـٰوَٰتِ وَمَا فِى ٱلْأَرْضِ ۗ مَن ذَا ٱلَّذِى يَشْفَعُ عِندَهُۥٓ إِلَّا بِإِذْنِهِۦ ۚ يَعْلَمُ مَا بَيْنَ أَيْدِيهِمْ وَمَا خَلْفَهُمْ ۖ وَلَا يُحِيطُونَ بِشَىْءٍ مِّنْ عِلْمِهِۦٓ إِلَّا بِمَا شَآءَ ۚ وَسِعَ كُرْسِيُّهُ ٱلسَّمَـٰوَٰتِ وَٱلْأَرْضَ ۖ وَلَا يَـُٔودُهُۥ حِفْظُهُمَا ۚ وَهُوَ ٱلْعَلِىُّ ٱلْعَظِيمُ ﴿٢٥٥﴾ ﴾ عقب كل صلاة.

**"ALLA-HU LA-ILA-HA ILLA HUWAL 'HAYYUL QAYYUMO LA-TA-'KHU'THUHO SINATUN, WALA NAWMULLAHU MA-FISSAMA-WA-TI WAMA FIL AR'DHI, MAN 'THALLA'THEE YASHFA'O 'INDAHU ILLA BI-I'THNIHE, YA-'LAMO MA-BAYNA AYDI-HIM, WAMA 'KHALFAHUM WALA YU'HI-'TU-NABISHAY-IN MIN 'ILMIHI ILLA BIMA SHA-AWISI'A-KURSIYYU-HUSSAMA-WA-TI WAL AR'DHA, WALA YAU-DUHO 'HIF'THUHUMA WAHUWAL 'ALIYYUL 'A'THEEM."** *(Isaulo ito sa bawat Pagdarasal).*

"Siya ang Allah, walang diyos na karapat-dapat sambahin maliban sa Kanya, ang Laging-Buhay, ang Al-Qayyum (Lubos sa Kasaganaan, Tagapagbiyaya ng Lahat atbp). Ang antok o idlip ay hindi maka-pangyayari sa Kanya. Sa Kanya ang pagmamay-ari ng lahat ng bagay sa mga kalangitan at kalupaan. Sino ba ang maaaring mamagitan sa Kanya malibang Kanyang pinahintulutan. Batid Niya ang nangyayari sa kanila (Kanyang nilikha) sa daigdig na ito at ang mangyayari sa kanila sa kabilang buhay at hindi kailanman nila maaarok ang anumang Kaalaman Niya maliban sa anumang Kanyang naisin. Ang Kanyang Dakilang Luklukan ay abot ang mga kalangitan at kalupaan. At

hindi Siya nakadarama ng kapaguran sa pangangalaga at pagpapanatili sa kanila. Sapagka't Siya ang Kataas-taasan, ang Dakila." [1]

Sinabi rin ng Propeta ﷺ: Ang sinumang isaulo ang dalawang pinakahuling taludtod ng Surah Al-Baqarah sa gabi; ang dalawang talatang ito ay sapat na para sa kanya upang pangalagaan siya sa lahat ng masasamang bagay.

١٠١. ﴿ ءَامَنَ ٱلرَّسُولُ بِمَآ أُنزِلَ إِلَيۡهِ مِن رَّبِّهِۦ وَٱلۡمُؤۡمِنُونَۚ كُلٌّ ءَامَنَ
بِٱللَّهِ وَمَلَٰٓئِكَتِهِۦ وَكُتُبِهِۦ وَرُسُلِهِۦ لَا نُفَرِّقُ بَيۡنَ أَحَدٖ مِّن رُّسُلِهِۦۚ وَقَالُواْ
سَمِعۡنَا وَأَطَعۡنَاۖ غُفۡرَانَكَ رَبَّنَا وَإِلَيۡكَ ٱلۡمَصِيرُ ٢٨٥ لَا يُكَلِّفُ ٱللَّهُ نَفۡسًا إِلَّا
وُسۡعَهَاۚ لَهَا مَا كَسَبَتۡ وَعَلَيۡهَا مَا ٱكۡتَسَبَتۡۗ رَبَّنَا لَا تُؤَاخِذۡنَآ إِن نَّسِينَآ أَوۡ
أَخۡطَأۡنَاۚ رَبَّنَا وَلَا تَحۡمِلۡ عَلَيۡنَآ إِصۡرٗا كَمَا حَمَلۡتَهُۥ عَلَى ٱلَّذِينَ مِن
قَبۡلِنَاۚ رَبَّنَا وَلَا تُحَمِّلۡنَا مَا لَا طَاقَةَ لَنَا بِهِۦۖ وَٱعۡفُ عَنَّا وَٱغۡفِرۡ لَنَا
وَٱرۡحَمۡنَآۚ أَنتَ مَوۡلَىٰنَا فَٱنصُرۡنَا عَلَى ٱلۡقَوۡمِ ٱلۡكَٰفِرِينَ ٢٨٦ ﴾

**(2:285)"A-MANAR RASULUBIMA UNZILA-ILAYHI MIN-RABBIHI WAL MU-'MINU-NA, KULLON A-MANA BILLA-HI, WAMALA-IKATIHI, WAKUTUBIHI, WARUSOLIHI, LA-NUFARRIQO BAYNA A'HADIN MIN RUSOLIHI, WAQA-LO SAMI-'NA, WA ATA-'NA GHUFRA-NAKA RABBANA, WAILAYKAL MASEER. (2:286) LA-YUKALLIFULLA-HU NAFSAN ILLA-WUS-'AHA, LAHA-MA-KASABAT WA 'ALAYHA MAKTASABAT. RABBANA LA-TUA-'KHI'DHNA INNASEYNA AW A'KHTA-'NA, RABBANA WALA TA'HMIL 'ALAYNA ISSRAN KAMA 'HAMALTAHU 'ALALLA'THEENA MIN QABLINA, RABBANA WALA TU'HAMMILNA MA-LA-**

[1]. (2:255) Sinuman ang isaulo ito bago matulog ay pagkakalooban ng Allah ng bantay at hindi ito malalapitan ni Shaytan hanggang umaga. Tingnan ang Al-Bukhari, Fath Al-Bari 4/487.

**'TA QATALANA-BIHI, WA-'FU-'ANNA WAGHFIRLANA WAR'HAMNA, ANTAMAWLA-NA FANSURNA 'ALAL QAWMIL KA-FIREEN."**

"(2:285) Ang Sugo (na si Muhammad) ay naniniwala sa ipinadala sa kanya mula sa Kanyang Panginoon, at (gayon din) ang mga mana-nampalataya. Ang bawat isa ay naniniwala sa Allah, sa Kanyang mga Anghel, sa Kanyang mga Aklat, at sa Kanyang mga Sugo. At sila'y nagsasabi: "Hindi kami nagbibigay ng pagtatangi-tangi sa Kanyang mga Sugo. At sila'y nagsasabi: 'Narinig namin at kami ay tumalima. (Hinahangad namin ang) Iyong Kapatawaran, o aming Panginoon, at sa Iyo ang pagbabalik (ng lahat)." (2:286) Ang Allah ay hindi nagbibigay sa tao ng pasaning higit sa kanyang makayanan. Makakamtan niya ang bawat mabuting kanyang pinagsumikapan, at pagdurusahan niya ang kasamaang kanyang nagawa. (Manalangin) "O aming Panginoon! Huwag kaming parusahan kung kami'y makalimot o mahulog sa kamalian. O aming Panginoon! Huwag ibigay sa amin ang pasanin katulad ng Iyong ibinigay sa mga nauna sa amin. O aming Panginoon! Huwag ibigay sa amin ang pasaning higit sa aming makakayanan. Patawarin kami at igawad sa amin ang Kapatawaran, Maawa sa amin. Ikaw (O Allah) ang aming Maula (Tagapagtanggol at Tagatangkilik), at ibigay sa amin ang tagumpay laban sa mga di-nananampalataya". [1]

١٠٢. باسْمِكَ رَبِّي وَضَعْتُ جَنْبِي، وَبِكَ أَرْفَعُهُ، فَإِنْ أَمْسَكْتَ نَفْسِي فَارْحَمْهَا، وَإِنْ أَرْسَلْتَهَا فَاحْفَظْهَا، بِمَا تَحْفَظُ بِهِ عِبَادَكَ الصَّالِحِينَ.

---

[1] .(2:285-286) Ang dalawang taludtod na ito ay sapat na sinumang isaulo ito sa gabi bago matulog. Al-Bukhari, Fath Al-Bari 9/94 Muslim 1/554.

**"BISMIKA RABBI WA'DA-'TO JAMBI, WABIKA ARFA-'UHO, FAIN AMSAKTA NAFSI FAR'HAMHA, WAIN ARSALTAHA FA'H-FA'TH HA, BIMA TA'HFA'THUBIHI 'IBA-DAKAS SA-LIHEEN."**

"Sa Iyong Pangalan[1] aking Panginoon, ako ay nahiga, at sa Iyong Pangalan ako ay bumangon, kaya kung gusto Mong kunin ang aking kaluluwa ay pagkalooban ito ng habag at kung ibabalik Mo ang aking kaluluwa ay pangalagaan ito kahalintulad ng pangangalagang ipinagkaloob Mo sa Iyong mga matutuwid na tagapaglingkod. [2]

١٠٣. اللَّهُمَّ إِنَّكَ خَلَقْتَ نَفْسِي وَأَنْتَ تَوَفَّاهَا، لَكَ مَمَاتُهَا وَمَحْيَاهَا، إِنْ أَحْيَيْتَهَا فَاحْفَظْهَا، وَإِنْ أَمَتَّهَا فَاغْفِرْ لَهَا، اللَّهُمَّ إِنِّي أَسْأَلُكَ الْعَافِيَةَ .

**ALLAHUMMA INNAKA 'KHALAQTA NAFSI WA ANTA TAWAFFA-HA, LAKA MAMA-TUHA WAMA'HYA-HA, IN-A'HYAYTAHA FA'HFA'TH-HA, WA-IN AMATTAHA FAGHFIRLAHA. ALLA-HUMMA INNI AS-ALOKAL 'A-FIYAH."**

"O Allah! katotohanan, Iyong nilikha ang aking kaluluwa at Ikaw ang babawi dito. Sa Iyo ang kamatayan at pagkabuhay nito. Kung papanatilihin Mo ito upang mabuhay ay pangalagaan ito at kung ito ay babawian Mo ng buhay ay patawarin ito. O Allah!

---

[1] . "Kung mayroon man sa inyo ang bumangon (umalis) mula sa pagkahiga at bumalik ay hayaang pagpagin ng anumang tela ang kanyang higaan ng tatlong beses at bigkasin doon ang Pangalan ng Allah, sa kadahilanang hindi niya alam kung ano ang pumasok sa kanyang higaan noong siya ay wala, at sa paghiga ay dapat niyang banggitin ang...."

[2] . Al-Bukhari 11/126 at Muslim 4/2084.

hinihiling ko sa Iyo na ako'y pagkalooban ng kalusugan." [1]

١٠٤. اللَّهُمَّ قِنِي عَذَابَكَ يَوْمَ تَبْعَثُ عِبَادَكَ.

**ALLAHUMMA-QINEY 'A'THA-BAKA YAWMA TAB-'ATHU 'IBA-DAKA.** *(Isaulo ng tatlong beses sa Arabik)*

"O Allah! [2] iligtas Mo ako mula sa Iyong mga kaparusahan sa araw na Iyong bubuhaying muli ang Iyong mga alipin". [3]

١٠٥. بِاسْمِكَ اللَّهُمَّ أَمُوتُ وَأَحْيَا

**"BISMIKA ALLAHUMMA AMU-TO WA A'HYA."**

"Sa Pangalan Mo O Allah! ako ay mamamatay at mabubuhay." [4]

١٠٦. سُبْحَانَ اللهِ (ثلاثا وثلاثين) ، وَالْحَمْدُ لله (ثلاثا وثلاثين) ، وَاللهُ أَكْبَرُ (أربعة وثلاثين)

**"SUBHANALLA-HI** (33X), **AL'HAMDU-LILLA-HI** (33X), **WALLA-HU AKBAR** (34X)."

---

[1] . Muslim 4/2083 at Ahmad 2/79.

[2] . "Kapag gustong mahiga ang Propeta ﷺ ay nilalagay niya sa ilalim ng kanyang pisngi ang kanyang kanang kamay at sinasabi..."

[3] . Abu Dawud 4/311, tingnan Sahih At-Tirmithi 3/143.

[4] . Dito, ang pagkamatay at pagkabuhay ay mga metapora para sa pagtulog at paggising. Kaya ipinaliwanag nito ang normal na pagkakagawa ng Hadith na ito. Sa ibang mga salita ang buhay ay nauuna sa pagkamatay. Tingnan ang Kor'an 2:258, 3:156, 7:158. Tingnan ang Al-Asqalani, Fath Al-Bari 11/113, Muslim 4/2083.

"Kaluwalhatian sa Allah *(33 beses)*, Ang lahat ng pagpupuri ay para sa Allah (lamang) *(33 beses)*, Ang Allah ay Dakila *(34 beses)*." [1]

١٠٧. اللَّهُمَّ رَبَّ السَّمَوَاتِ السَّبْعِ وَرَبَّ الأَرْضِ، وَرَبَّ الْعَرْشِ الْعَظِيْمِ، رَبَّنَـــا وَرَبُّ كُلِّ شَيْءٍ، فَالِقَ الْحَبِّ وَالنَّوَى، وَمُنْزِلَ التَّوْرَاةِ وَالإِنْجِيْلِ، وَالْفُرْقَانِ، أَعُوْذُ بِكَ مِنْ شَـــرِّ كُلِّ شَيْءٍ أَنْتَ آخِذٌ بِنَاصِيَتِهِ. اللَّهُمَّ أَنْتَ الأَوَّلُ فَلَيْسَ قَبْلَكَ شَيْءٌ، وَأَنْتَ الآخِرُ فَلَيْسَ بَعْدَكَ شَيْءٌ، وَأَنْتَ الظَّاهِرُ فَلَيْسَ فَوْقَكَ شَيْءٌ، وَأَنْتَ الْبَاطِنُ فَلَيْسَ دُوْنَكَ شَيْءٌ، اقْضِ عَنَّا الدَّيْنَ وَأَغْنِنَا مِنَ الْفَقْرِ.

**"ALLAHUMMA RABBAS SAMA-WA-TIS SAB-'EY, WA RABBAL 'ARSHIL 'A'THEEM, RABBANA WA RABBA KULLI SHAY-IN, FA-LIQAL'HABBI WAN-NAWA, WAMUNAZ ZILAT-TAWRA-TI WAL INJEELI, WAL FURQA-N. A-'U'THUBIKA MIN SHARRI KULLI SHAY-IN ANTA A-'KHI'THUN-BINA-SIYATIHI. ALLAHUMMA ANTAL AWWALO FALAYSA QABLAKA SHAY-'ON, WA-ANTAL A-'KHIRO FALAYSA BA-'DAKA SHAY-'ON, WA ANTA'-THA-HIRO FALAYSA FAWQAKA SHAY-'ON, WA-ANTAL BA-'TINO FALAYSA DU-NAKA SHAY-'ON, IQ'DI 'ANNAD DAYNA WA-AGHNINA MINAL FAQRI."**

"O Allah! Panginoon ng pitong mga kalangitan at Panginoon ng Dakilang Luklukan ('Arsh), ang aming Panginoon at Panginoon ng lahat ng bagay, Tagabiyak ng buto ng palmera, at Tagapahayag ng Taurah (kay Propeta Moises ﵇) at Ebanghelyo (kay Propeta Hesus ﵇) at Furqan (Kor'an kay Propeta Muhammad ﷺ). Ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa kasamaan ng lahat

[1]. Al-Bukhari, Fath Al-Bari 7/71. Muslim 4/2091.

ng bagay na sila'y Iyong dadaklutin sa kanilang mga noo[1]. O Allah! Ikaw ang Una, kaya walang anumang bagay na nauna sa Iyo at Ikaw ang Huli na walang bagay na pinakahuli sa Iyo. Ikaw ang Ath-Tha-hir[2] kaya walang bagay na mangingibabaw sa Iyo. Ikaw ang Baatin[3] kaya walang mas malapit sa Iyo. Alisin para sa amin ang aming mga pagkakautang at payamanin kami laban sa kahirapan." [4]

١٠٨. الْحَمْدُ للهِ الَّذِي أَطْعَمَنَا وَسَقَانَا، وَكَفَانَا، وَآوَانَا، فَكَم مِمَّنْ لاَ كَافِيَ لَـهُ وَلاَ مُؤْوِيَ.

**"AL'HAMDULILLA-HIL LA'THEE A'T-'AMANA WASAQA-NA, WAKAFA-NA, WA-A-WA-NA, FAKAM MIMMAN LA KA-FIYALAHU WALA MU-'WIYA."**

"Ang lahat ng papuri ay para sa Allah, na Siyang nagpapakain at nagbibigay sa amin ng inumin at Siya ay sapat na para sa amin at kami'y Kanyang bigyan ng matitirahan, dahil ilan ang nariringan na walang (katiyakang) panustos at walang matitirahan." [5]

١٠٩. اللَّهُمَّ عَالِمَ الْغَيْبِ وَالشَّهَادَةِ فَاطِرَ السَّمَوَاتِ وَالأَرْضِ، رَبَّ كُلِّ شَيْءٍ وَمَلِيكَهُ، أَشْهَدُ أَنْ لاَ إِلَهَ إِلاَّ أَنْتَ أَعُوذُ بِكَ مِنْ شَرِّ نَفْسِي وَمِنْ

---

[1]. Basahin ang Kor'an 96:15, na kung saan ang mga dadaklutin sa kanilang noo ay itatapon sa Impiyerno.

[2]. Ath-Thaahir: ipinahihiwatig ang kadakilaan ng Kanyang mga Katangian at ang kawalang kabuluhan o saysay ng bawat nilalang pagdating sa Kanyang Kadakilaan at Kamahalan dahil Siya ay nangingibabaw sa lahat ng Kanyang nilikha.

[3]. Al-Baatin: ipinahihiwatig nito ang Kanyang kaalaman at mga kaalaman sa mga bagay na inililingid kahalintulad ng kaalaman Niya sa mga bagay na puso lamang ang nakakaalam, ito ay nagpapatunay ng Kanyang pagiging pinakamalapit sa lahat ayon sa sukat ng Kanyang Kamahalan.

[4]. Muslim 4/2084.

[5]. Muslim 4/2085.

شَرِّ الشَّيْطَانِ وَشِرْكِهِ، وَأَنْ أَقْتَرِفَ عَلَى نَفْسِي سُوْءاً، أَوْ أَجُرَّهُ إِلَى مُسْلِمٍ .

**"ALLAHUMMA 'A-LIMAL GHAYBI WAS-SHAHA-DATI FA-'TIRAS SAMA-WA-TIWAL AR'DI, RABBA KULLI SHAY-IN WA-MALI-KAHU, ASH-HADU ALLA-ILA-HA ILLA-ANTA, A'U-THUBIKA MIN SHARRI NAFSI WAMIN SHARRIS SHAY'TA-NI WA-SHARAKIHI, WA-AN-AQTARIFA 'ALA NAFSEY SU-AN, AW AJURRAHO ILA MUSLIMIN."**

"O Allah! (Lubos na) Nakababatid sa mga bagay na nakalingid at nakalantad, Tagapaglikha ng mga kalangitan at kalupaan, Panginoon at Nagmamay-ari ng lahat ng bagay. Ako ay sumasaksi na walang (diyos na) may karapatang sambahin maliban sa Iyo. Ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa kasamaan ng aking sarili at mula sa mga kasamaan ng shirk at Shaytan, at mula sa mga pagkakamaling aking nagawa laban sa aking sarili o magiging sanhi na makapagdudulot ng kapinsalaan sa ibang mga Muslim." [1]

Ang Propeta ay hindi matutulog hangga't hindi niya maisaulo (sa Arabik) ang Surah As-Sajdah (Kor'an: Kabanata 32) at Surah Al-Mulk (Kor'an: Kabanata 67). " [2]

Bago pumunta sa iyong higaan ay magsagawa ng wu'dho, mahiga ng patagalid sa kanan at bigkasin ito:

[1]. Abu Dawud 4/317, Tingnan ang Sahih At-Tirmithi 3/142.
[2]. At-Tirmithi, An-Nasa'i. Tingnan ang Sahih Al-Jami' As-Saghir 4/255.

١١١. اللّٰهُمَّ أَسْلَمْتُ نَفْسِي إِلَيْكَ، وَفَوَّضْتُ أَمْرِيْ إِلَيْكَ، وَوَجَّهْتُ وَجْهِي إِلَيْكَ، وَأَلْجَأْتُ ظَهْرِي إِلَيْكَ، رَغْبَةً وَرَهْبَةً إِلَيْكَ، لاَ مَلْجَأَ وَلاَ مَنْجَا مِنْكَ إِلاَّ إِلَيْكَ، آمَنْتُ بِكِتَابِكَ الَّذِي أَنْزَلْتَ وَبِنَبِيِّكَ الَّذِي أَرْسَلْتَ

**"ALLAHUMMA ASLAMTO NAFSI ILAYK, WA FAWWA'DTO AMRI ILAYK, WA WAJJAHTO WAJHI ILAYK, WA-ALJA-'TO 'THAHREY ILAYK, RAGHBATAN WARAHHBATAN ILAYK, LA-MALJA'A WALA MANJA MINKA ILLA ILAYKA. A-MANTO BIKITA-BIKAL LLA'THEE ANZALTA WABINABIYYIKAL LA'THEE ARSALTA."**

"O Allah![1] isinuko ko ang aking sarili sa Iyo at ipinagkaloob sa Iyo ang anumang pangyayari sa aking sarili. At ibinaling ang aking mukha sa Iyo, ako ay ganap na nananalig sa Iyo, umaasa at may pagkatakot sa Iyo. Katunayan walang makakanlungan maliban sa Iyo. Ako ay naniwala sa (Banal na) Aklat na Iyong ipinahayag at sa Propetang Iyong isinugo. [2]

## 29. Mga Panalangin kapag ang isa ay bumaling ng direksiyon ng pagkahiga sa gabi.

١١٢. لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ الْوَاحِدُ الْقَهَّارُ، رَبُّ السَّمَوَاتِ وَالأَرْضِ وَمَا بَيْنَهُمَا الْعَزِيْزُ الْغَفَّارُ.

**"LA-ILA-HA-ILLALLAHU WA-'HIDUL QAHHA-RU, RABBUSSAMA WA-TIWAL AR'DI WAMA BAYNAHUMAL 'AZI-ZUL GHAFFAAR."**

---

[1]. "Bago ka pumunta sa iyong higaan ay maglinis ng katawan (wudho) na parang magdadasal at pagkatapos ay humiga ng patagilid sa kanan at sabihin..."

[2]. Sinabi ng Propeta ﷺ: "Ang sinumang banggitin ito at namatay sa pagtulog ay namatay sa katayuang Monotiesmo (Fitrah)," Al-Bukhari, Fath Al-Bari 114/113, Muslim 4/2081.

"Walang diyos (na may karapatang sambahin) maliban sa Allah, Ang Nag-iisa, Al-Qahhaar (Ang Manlulupig), Panginoon ng mga kalangitan at kalupaan at ang lahat sa pagitan nila, ang Al-Aziz (Ang Malakas atbp) at Al-Ghaffaar (Ang Mapagpatawad)." [1]

**30. Ang babanggitin kapag nagkaroon ng pagkabalisa sa sarili, pagkatakot, pag-aala-ala at ganoon din sa pagtulog.**

١١٣. أَعُوْذُ بِكَلِمَاتِ اللهِ التَّامَّةِ مِنْ غَضَبِهِ وَعِقَابِهِ، وَشَرِّ عِبَادِهِ، وَمِنْ هَمَزَاتِ الشَّيَاطِيْنِ وَأَنْ يَحْضُرُوْنَ.

**'A'U'THOBIKALIMA-TILLA-HIT TAMMA-TI MIN 'GA'DABIHI WA'IQA-BIHI, WA SHARRI 'IBA-DIHI, WAMIN HAMAZA-TIS SHAYA-'TI-NI WA-AN YA'H-'DURUN."**

"Ako ay nagpapakupkop sa Ganap na Salita ng Allah mula sa Kanyang pagkapoot at kaparusahan, at mula sa kasamaan ng Kanyang mga alipin, mula rin sa mga kasamaan ng Kanyang mga alipin at mula sa mga panunuya at paglitaw ng mga Shaya-tin (demonyo)." [2]

**31. Ang gagawin kapag nana-naginip ng mabuti o masama.**

* Dumura sa kaliwa ng 3 beses.[3] يَنْفُثُ عَنْ يَسَارِهِ (ثلاثا)

---

[1]. Dapat itong sabihin kapag bumaling ng deriksiyon sa gabi. Tinagurian ito ni Al-Hakim bilang kapanipaniwala at sinang-ayunan ito ni Adh-Dhahabi 1/540, Tingnan din ang An-Nasa'i, Amal Al-Yawm wal-Lailah at Ibn As-Sunni, Tingnan ang Sahih Al-Jami' As-Saghir 4/213.
[2]. Abu Dawud 4/12. Tingnan anG Sahih At-Tirmithi 3/171.
[3]. Muslim 4/1772.

| | |
|---|---|
| * Magpakupkop sa Allah mula sa Shaytan at sa kasamaan ng nakita mo. (tatlong beses) [1] | يَسْتَعِيْذُ بِاللهِ مِنَ الشَّيْطَانِ وَمِنْ شَرِّ مَا رَأَى (ثلاث مرات) |
| *Huwag sabihin kaninuman. [2] | لاَ يُحَدِّثْ بِهَا أَحَداً |
| * Bumaling sa direksiyon ng pagkahiga at matulog. [3] | يَتَحَوَّلُ عَنْ جَنْبِهِ الَّذِي كَانَ عَلَيْهِ |
| Kung gugustuhin mo ay tumayo at magdasal. [4] | يَقُوْمُ يُصَلِّي إِنْ أَرَادَ ذَلِكَ |

## 32. Panalangin sa Qunut sa dasal ng Witr.

١١٦. اللَّهُمَّ اهْدِنِي فِيْمَنْ هَدَيْتَ، وَعَافِنِي فِيْمَنِ عَافَيْتَ، وَتَوَلَّنِي فِيْمَنْ تَوَلَّيْتَ، وَبَارِكْ لِي فِيْمَا أَعْطَيْتَ، وَقِنِي شَرَّ مَا قَضَيْتَ، فَإِنَّكَ تَقْضِي وَلاَ يُقْضَى عَلَيْكَ، إِنَّهُ لاَ يَذِلُّ مَنْ وَالَيْتَ، (وَلاَ يَعِزُّ مَنْ عَادَيْتَ) تَبَارَكْتَ رَبَّنَا وَتَعَالَيْتَ.

**"ALLAHUM-MAHDINI FI-MAN HADAYTA, WA-'A-FI-NI FI-MAN 'A-FAYTA, WATAWALLANI FI-MAN TAWALLAYTA, WABA-RIKLI FI-MA A-'TAYTA, WAQINI SHARRAMA QA'DAYTA, FAINNAKA TAQ'DI WALA YUQ'DA 'ALAYKA, INNAHU LA-YA'THELLUMAN WALAYTA,[WALA YA'IZZUMAN 'A-DAYTA], TABA-RAKTA RABBANA WATA-'A-LAYTA."**

"O Allah! patnubayan Mo ako kasama sa mga taong Iyong binigyan ng gabay, at palakasin Mo ako kasama

1. Muslim 4/1772,3.
2. Muslim 4/1772.
3. Muslim 4/1773.
4. Muslim 4/1773.

sa yaong Iyong pinagkalooban ng lakas. Ilagay ako sa Iyong pangangalaga kasama sa yaong Iyong pinangangalagaan. at pagpalain ako sa anumang bagay na Iyong ipinamimigay. Iligtas ako sa mga masasamang bagay na iyong Ini-uutos dahil katotohanan Ikaw ang nag-uutos at hindi utusan. Katunayan, sino ang Iyong pinangalagaan ay kailanman hindi mapapahamak (at sa yaong Iyong itinuring na kaaway ay kalinman ay hindi makakalasap ng pagkadakila. Ikaw ang Ipinagpala, aming Panginoon ang Makapangyarihan." [1]

١١٧. اللَّهُمَّ إِنِّي أَعُوذُ بِرِضَاكَ مِنْ سَخَطِكَ، وَبِمُعَافَاتِكَ مِنْ عُقُوبَتِكَ، وَأَعُوذُ بِكَ مِنْكَ، لاَ أُحْصِي ثَنَاءً عَلَيْكَ، أَنْتَ كَمَا أَثْنَيْتَ عَلَى نَفْسِكَ .

**"ALLA-HUMMA INNI-A'U'THOBIRI'DA-KAMIN SA'KHATIK, WABIMU'A-FATIKA MIN 'OQU-BATIK, WA A'U'THOBIKA MINKA, LA-O'HSEY 'THANA-AN 'ALAYK, ANTA KAMA A'THNAYTA 'ALA NAFSIK."**

"O Allah! Ako ay nagpapakupkop sa Iyong kaluguran mula sa Iyong galit at ako ay nagpapakupkop sa Iyong kapatawaran mula sa Iyong pagpaparusa at ako ay nagpapakupkopsa Iyo mula sa Iyo. Hindi ko kayang isalaysay ang Iyong mga kapurihan. Ikaw ay Ikaw, kung paano Mo pinuri ang Iyong Sarili." [2]

١١٨. اللَّهُمَّ إِيَّاكَ نَعْبُدُ، وَلَكَ نُصَلِّي وَنَسْجُدُ، وَإِلَيْكَ نَسْعَى وَنَحْفِدُ، نَرْجُو رَحْمَتَكَ، وَنَخْشَى عَذَابَكَ، إِنَّ عَذَابَكَ بِالْكَافِرِيْنَ مُلْحَقٌ، اللَّهُمَّ

[1] . Abu Dawud, Ibn Majah, An-Nasa'i, At-Tirmithi, Ahmad, Ad-Darimi, Al-Hakim at Al-Baihaqi, Tingnan ang Al-Albani, Sahih At-Tirmithi 1/144, Sahih Ibn Majah 1/194 at Irwa Al-Ghalil 2/172.

[2] . Abu Dawud, Ibn Majah, An-Nasa'i, At-Tirmithi, Ahmad. Tingnan Sahih At-Tirmithi 3/180, Sahih Ibn Majah 1/194 at Irwa Al-Ghalil 2/175.

إِنَّا نَسْتَعِينُكَ، وَنَسْتَغْفِرُكَ، وَنُثْنِي عَلَيْكَ الْخَيْرَ، وَلاَ نَكْفُرُكَ، وَنُؤْمِنُ
بِكَ، وَنَخْضَعُ لَكَ، وَنَخْلَعُ مَنْ يَكْفُرُكَ.

**"ALLA-HUMMA IYYA-KANA-'BUD, WA LAKA NUSALLI WANASJUDO, WAILAYKA NAS-'A WANA'HFIDU, NARJU RA'HMATAKA, WANA'KHSHA 'A'THA-BAKA, INNA 'A'THA-BAKA BILKA-FIREENA MUL'HAQ. ALLA-HUMMA INNA-NASTA'EENUKA, WA NASTAGH-FIRUKA, WANU'THNEE 'ALAYKAL-KHAYR, WALA-NAKFURUKA, WANU-'MINU BIKA, WANA'KH'DA'OLAKA WANA'KHLA'U MAN YAKFURUKA."**

"O Allah! Ikaw lamang ang aming sinasamba at sa Iyo kami ay nagdarasal at nagpatirapa, Sa Iyo, kami ay nag-apura para sumamba at maglingkod [sa Iyo]. Kami ay umaasa sa Iyong mga pagpapala at natakot sa Iyong kaparusahan, katunayan ang Iyong parusa ay para sa mga di-nanampalataya. O Allah! inaasam namin ang Iyong tulong at kapatawaran, at Ikaw ay aming pinuri ng lahat ng kabutihan at (kailanman) hindi kami tatanggi ng paniniwala sa Iyo at kami ay naniwala at nananalig sa Iyo. Kami ay sumuko sa Iyo at tatanggihan namin ang sinumang hindi maniwala sa Iyo." [1]

## 33. Mga Panalangin Pagkatapos ng salam sa witr.

١١٩. سُبْحَانَ الْمَلِكِ الْقُدُّوسِ. (ثلاث مرّات)

**" SUB'HA-NAL MALIKIL QUDDOOS"**

[1] . Tinagurian ito ni Al-Baihaqi bilang kapani-paniwala sa As-Sunnan Al-Kubra. Sinabi ni Al-Albani sa Irwa Al-Ghalil 2/170 na ang mga pinagdaanan nito ay lahat kapani-paniwala ayon din sa mga kasabihan ni Umar.

"Kaluwalhatian sa Hari, ang Banal". (Isaulo sa Arabik ng tatlong beses subalit sa pangatlo ay itaas ng bahagya ang boses ng may kahabaan at idagdag ito:

**"RABBIL MALA-IKATI WAR-RUH"** رَبِّ الْمَلاَئِكَةِ وَالرُّوحِ

"Panginoon ng mga Anghel at Espiritu (Anghel Gabriel)." [1]

## 34. Panalangin sa panahon ng kapighatian at pag-alala.

١٢٠. اللَّهُمَّ إِنِّي عَبْدُكَ، ابْنُ عَبْدِكَ، ابْنُ أَمَتِكَ، نَاصِيَتِي بِيَدِكَ، مَاضٍ فِيَّ حُكْمُكَ، عَدْلٌ فِيَّ قَضَاؤُكَ، أَسْأَلُكَ بِكُلِّ اسْمٍ هُوَ لَكَ، سَمَّيْتَ بِهِ نَفْسَكَ، أَوْ أَنْزَلْتَهُ فِي كِتَابِكَ، أَوْ عَلَّمْتَهُ أَحَداً مِنْ خَلْقِكَ، أَوِ اسْتَأْثَرْتَ بِهِ فِي عِلْمِ الْغَيْبِ عِنْدَكَ، أَنْ تَجْعَلَ الْقُرْآنَ رَبِيعَ قَلْبِي، وَنُورَ صَدْرِي، وَجَلاَءَ حُزْنِي، وَذَهَابَ هَمِّي.

**"ALLA-HUMMA INNI 'ABDUKA IBNU 'ABDIKA IBNO AMATIKA NA-SIYATI BIYADIKA, MA-'DIN FIYYA 'HUKMUKA, 'ADLON FI QA'DA-UKA AS-ALOKA BIKULLI ISMIN HUWA LAKA SAMMAYTA BIHI NAFSAKA AW-ANZALTAHU FI-KITA-BIKA, AW 'ALLAMTAHU A'HADAN MIN 'KHALQIKA AWISTA-'THARTA BIHI FI 'ILMIL GHAYBI 'INDAKA AN TAJ-'ALAL QUR-A-NA RABI-'A QALBEY, WA NU-RA SADREY WAJALA-A 'HUZNEY WA'THA-HA-BA HAMMEY"**

---

[1]. An-Nasa'i 3/244, Ad-Darqutni at iba.. Ang pinakahuling mga pagdadagdag ay mula kay Ad-Darqutni 2/31 at ang mga pinagdaanan nitong nag-ulat ay kapani-paniwala. Tingnan ang pagsusuri sa Zad Al-Ma'ad ni Shu'aib Al-Arnaut at

"O Allah! ako ay Iyong alipin, anak ng Iyong lalaking alipin, anak ng Iyong (babaing) alipin. Ang aking Nasiyah[1] ay sa Iyong mga kamay. Ang Iyong mga ipinag-uutos sa akin ay dapat maisagawa ng walang hanggan at ang Iyong kaatasan sa Akin ay makatarungan. Hinihiling ko sa Iyo at sa bawat Pangalan Mo na Iyong ipinangalan sa Iyong sarili o ipinahayag sa Iyong Aklat o itinuro sa sinuman sa Iyong mga nilikha, o Iyong pinanatili sa mga lingid na kaalamang Nasasaiyo, na Iyong ginawa ang Kor'an bilang siyang buhay ng aking puso at ilaw ng aking dibdib, at tagapaglayo ng aking mga kapighatian at tagapag-alis ng aking mga pangamba." [2]

١٢١. اللَّهُمَّ إِنِّي أَعُوذُ بِكَ مِنَ الْهَمِّ وَالْحَزَنِ، وَالْعَجْزِ وَالْكَسَلِ، وَالْبُخْلِ وَالْجُبْنِ، وَضَلَعِ الدَّيْنِ وَغَلَبَةِ الرِّجَالِ

**" ALLA-HUMMA INNI A'U'THOBIKA MINAL HAMMI WAL'HAZANI, WAL-'AJZI WAL KASALI, WALBU'KHLI WALJUBNI, WA 'DALA'IDDAYNI WA 'GALABATIR RIJA-LI "**

"O Allah! ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa mga pangangamba at mga kapighatian, mula sa kahinaan at katamaran, at mula sa kakuriputan at kahinaang-loob, at madaig ng utang at magapi ng tao (kalalakihan at iba).

## 35. [3]MgaPanalangin ng isang napapaloob sa matinding paghihirap.

---

[1]. Nasiyah (Forelock) ito ang likuran ng noo at pinaniniwalaan na ito ang pook ng pag-iisip sa ulo ng tao.
[2]. Ahmad 1/391 at tinagurian ito ni Al-Albani bilang kapani-paniwala.

١٢٢. لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ الْعَظِيْمُ الْحَلِيْمُ، لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ رَبُّ الْعَرْشِ الْعَظِيْمُ، لاَ إِلَهَ إِلاَّ اللهُ رَبُّ السَّمَوَاتِ وَرَبُّ الأَرْضِ وَرَبُّ الْعَرْشِ الْكَرِيْمُ

**"LA-ILA-HA ILLALLA-HUL A'THEEMUL' HALEEM, LA-ILA-HA ILLALLAHU RABBUL 'ARSHIL 'ATHEEM, LA-ILA-HA ILLALLAHU RABBUS SAMA-WA-TI WA RABBUL 'AR'DI WA RABBUL 'ARSHIL KAREEM."**

"Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah ang Dakilang Mapagtimpi (Maawain). Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah, Panginoon ng Dakilang Luklukan. Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Allah Panginoon ng mga kalangitan at Panginoon ng kalupaan at Panginoon ng Maluwalhating Luklukan." [1]

١٢٣. اللَّهُمَّ رَحْمَتَكَ أَرْجُو فَلاَ تَكِلْنِي إِلَى نَفْسِي طَرْفَةَ عَيْنٍ، وَأَصْلِحْ لِيْ شَأْنِي كُلَّهُ، لاَ إِلَهَ إِلاَّ أَنْتَ .

**"ALLA-HUMMA RA'HMATAKA ARJU FALA TAKILNI ILA NAFSI 'TARFATA 'AYNI, WA-ASLI'HLI SHA-'NEY KULLAHO, LA-ILA-HA ILLA-ANTA."**

"O Allah! ang Iyong awa ang siyang aking inaasam-asam, kaya huwag pabayaan ang aking sarili kahit man kisapmata, ipatuwid para sa akin ang lahat ng aking mga gawa. Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Iyo."[2]

---

1. Al-Bukhari 8/154, Muslim 4/2092.
2. Abu Dawud 4/324, Ahmad 5/42. Tiangurian ni Al-Alabani bilang mabuti sa Sahih Abu-Dawud 3/959.

١٢٤. لاَ إِلَهَ إِلاَّ أَنْتَ سُبْحَانَكَ إِنِّي كُنْتُ مِنَ الظَّالِمِيْنَ.

**"LA-ILA-HA ILLA ANTA SUB'HA-NAKA INNI KUNTO MINA'TH 'THA-LIMEEN."**

"Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Iyo. Kaluwalhatian sa Iyo. Katunayan, ako noon ay kasama sa mga gumagawa ng mga kamalian." [1]

١٢٥. اللهُ اللهُ رَبِّي لاَ أُشْرِكُ بِهِ شَيْئاً.

**"ALLA-HU, ALLA-HU RABBI LA USHRIKO BIHI SHAY-AN"**

"Siya ang Allah, Allah ang aking Panginoon, Hindi ko Siya ipagtatambal kaninuman." [2]

## 36. [3]Mga Panalangin kapag naka-sagupa ng kaaway o sa mga may kapangyarihan.

١٢٦. اللَّهُمَّ إِنَّا نَجْعَلُكَ فِي نُحُوْرِهِمْ وَنَعُوْذُ بِكَ مِنْ شُرُوْرِهِمْ.

**126. "ALLA-HUMMA INNA NAJ-'ALOKA FI NU'HURIHIM WANA'U'THO BIKA MIN SHORURIHIM"**

"O Allah! hinihiling naming sa Iyo upang sila'y pigilin sa kanilang mga leeg at kami'y nagpapakupkop sa Iyo mula sa kanilang mga kasamaan." [3]

---

[1] . At-Tirmithi 5/529. Dumiklara si Al-Hakim na ito ay kapani-paniwala at sinag-ayunan siya ni Ath-Thahabi 1/505. Tingnan na rin ang Al-Albani, Sahih At-Tirmithi 3/168.

[2] . Abu Dawud 2/87. Tingnan din ang Al-Albani, Sahih Ibn Majah 2/335.

[3] . Abu-Dawud 2/89 at tinagurian ito ni Al-Hakim bilang kapani-paniwala at sinang-ayunan ito ni Ath-Thahabi 2/142.

١٢٧. اللَّهُمَّ أَنْتَ عَضُدِي، وَأَنْتَ نَصِيرِي، بِكَ أَجُولُ، وَبِكَ أَصُولُ، وَبِكَ أُقَاتِلُ.

**" ALLA-HUMMA ANTA 'A'DUDEY, WA ANTA NASI-REY, BIKA AJU-LO, WABIKA ASU-LO, WABIKA UQA-TILU"**

"O Allah! Ikaw ang aking lakas at Ikaw ang Tagatulong sa akin, dahil sa Iyo, ako ay gumalaw, at dahil sa Iyo ako ay sumulong at dahil sa Iyo ako ay nakipagpatayan." [1]

١٢٨. حَسْبُنَا اللهُ وَنِعْمَ الْوَكِيلُ.

**'HASBUNALLA-HU WANI-'MAL WAKEEL"**

"Ang Allah ay sapat na para sa amin at pinaka-mahusay na Tagapagtanggol." [2]

## 37. [2] Mga Panalangin laban sa isang pang-aapi ng mga may kapangyarihan.

١٢٩. اللَّهُمَّ رَبَّ السَّمَوَاتِ السَّبْعِ، وَرَبَّ الْعَرْشِ الْعَظِيمِ، كُنْ لِي جَاراً مِنْ فُلاَنِ بْنِ فُلاَنٍ، وَأَحْزَابِهِ مِنْ خَلاَئِقِكَ، أَنْ يَفْرُطَ عَلَيَّ أَحَدٌ مِنْهُمْ أَوْ يَطْغَى، عَزَّ جَارُكَ، وَجَلَّ ثَنَاؤُكَ، وَلاَ إِلَهَ إِلاَّ أَنْتَ.

**" ALLA-HUMMA RABBAS SAMA-WA-TIS SAB'EY, WA RABBAL 'ARSHIL 'ATHEEM, KUN LEY JA-RAN MIN (banggitin ang pangalan ng tao) WA A'HZA-BIHI MIN 'KHALA-IQIKA, AN YAFRUTA 'ALAYYA A'HADUN MINHUM AW YA'T'GA, 'AZZAJA-RUKA, WA JALLA'THANA-UKA, WALA-ILA-HA ILLA ANTA."**

---

[1]. Abu Dawud 3/42, At-Tirmithi 5/572. Sahih At-Tirmithi 3/183.
[2]. Al-Bukhari, 5/172.

"O Allah! Panginoon ng pitong mga kalangitan, Panginoon ng Dakilang Luklukan, pagkalooban Mo ako ng tulong laban kay (banggitin ang pangalan ng tao) at ang kanyang mga katulong na nagmumula sa Iyong mga nilikha, na maaaring mayroon sa kanila ang makapahamak sa akin o di kaya ay gawan ako ng pagkakamali. Makapangyarihan ang Iyong pagtangkilik at kadakilaan sa Iyong mga kapurihan. Walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Iyo." [1]

١٣٠. اللهُ أَكْبَرُ، اللهُ أَعَزُّ مِنْ خَلْقِهِ جَمِيْعاً، اللهُ أَعَزُّ مِمَّا أَخَافُ وَأَحْذَرُ، أَعُوْذُ بِاللهِ الَّذِي لاَ إِلَهَ إِلاَّ هُوَ، الْمُمْسِكِ السَّمَوَاتِ السَّبْعِ أَنْ يَقَعْنَ عَلَى الأَرْضِ إِلاَّ بِإِذْنِهِ، مِنْ شَرِّ عَبْدِكَ فُلاَنٍ، وَجُنُوْدِهِ وَأَتْبَاعِهِ وَأَشْيَاعِهِ، مِنَ الْجِنِّ وَالإِنْسِ، اللَّهُمَّ كُنْ لِيْ جَاراً مِنْ شَرِّهِمْ، جَلَّ ثَنَاؤُكَ وَعَزَّ جَارُكَ، وَتَبَارَكَ اسْمُكَ، وَلاَ إِلَهَ غَيْرُكَ. ثلاث مرات

**" ALLA-HU AKBAR, ALLA-HU A-'AZZU MIN 'KHALQIHI JAMI-'AN, ALLA-HU A-'AZZU MIMMA A'KHA-FU WA-A'H'THARU, A-'U'THU BILLAHIL LA'THEE LA-ILA-HA-ILLA-HUWA, ALMUMSIKIS SAMA-WA-TIS SAB-'EY AN YAQA-'NA 'ALAL AR'DI ILLA-BI-ETH-NIHI, MIN SHARRI 'ABDIKA** (*banggitin ang pangalan ng tao*)**. WA JUNU-DIHI WA-ATBA'IHI WA ASHYA-'IHI, MINAL JINNI WAL-INSI. ALLA-HUMMA KUN LEY JA-RAN MIN SHARRIHIM, JALLA THANA-UKA WA-AZZA JA-RUKA, WATABA-RAKASMUKA, WALA-ILA-HA GHAYRUKA."** *(Isaulo ito ng tatlong beses sa Arabik)*

"Ang Allah ay Dakila, Makapangyarihan ng Lubos kaysa lahat Niyang nilikha, Ang Allah ay mas Makapangyarihan kaysa sa mga taong kinatatakutan at kinasisindakan ko. Ako ay nagpapakupkop sa Allah, na sa Kanya'y walang ibang diyos maliban sa Kanya. Hawak Niya ang pitong mga kalangitan upang ito'y hindi malaglag sa daigdig maliban sa Kanyang kapahintulutan. (Ako ay nagpapakupkop sa Iyo, ya Allah) mula sa kasamaan ng Iyong alipin (*banggitin ang pangalan ng tao*) at sa mga katulong niya, kanyang mga tagasunod at tagatangkilik mula sa mga Jinn at tao. Ya Allah! Ikaw ang katulong ko laban sa kanilang kasamaan. Dakila sa Iyong mga kapurihan at Makapangyarihang lubos ang Iyong pagtangkilik. Kaluwalhatian sa Iyong Pangalan, walang diyos (na karapat-dapat sambahin) maliban sa Iyo." [1]

## 38. Panalangin sa isang kaaway.

١٣١. اللَّهُمَّ مُنْزِلَ الْكِتَابِ، سَرِيْعَ الْحِسَابِ، اهْزِمِ الأَحْزَابَ، اللَّهُمَّ اهْزِمْهُمْ وَزَلْزِلْهُمْ.

**"ALLA-HUMMA MUNZILAL KITA-BI, SARI-'AL 'HISA-BI, IHZIMIL A'HZA-BA, ALLA-HUMMA IHZIMHUM WAZALZILHUM."**

"O Allah! Tagahayag ng ( Banal na) Aklat, Mabilis sa pagbibilang, lupigin ang pangkat (ng mga di-nananampalataya), O Allah! Talunin Mo sila at yanigin sila." [2]

[1]. Al-Bukhari, Al-Adab Al-Mufrad (no. 708). Tinagurian ito ni Al-Albani bilang kapani-paniwala sa Sahih Al-Adab Al-Mufrad (no. 546).

[2]. Muslim 3/1362,

**39. Ang babanggitin kapag nangamba na baka ikaw ay saktan ng (mga) tao.**

١٣٢. اللَّهُمَّ اكْفِنِيهِمْ بِمَا شِئْتَ.

**"ALLA-HUMMAK FINI-HIM BIMA SI-'TA."**

"O Allah! pagkalooban Mo ako ng kasapatan (pangangalaga) laban sa kanila, anuman ang Iyong naisin." [1]

**40. [3]Mga Panalangin kapag ikaw ay nagkaroon ng pag-aalinlangan sa iyong pananampalataya.**

١٣٣. يَسْتَعِيذُ بِاللهِ وَيَنْتَهِي عَمَّا شَكَّ فِيهِ.

Kinakailangang magpakupkop sa Allah **(A'U'THOBILLAHI MINASSHAY'TA-NIR RAJEEM)** at alisin sa isipan ang anumang pag-aalinlangan at manalig o ipaubaya ang lahat sa Allah. [2]

١٣٤. آمَنْتُ بِاللهِ وَرُسُلِهِ

Banggitin ang **"A-MANTO BILLA-HI WARUSULIHI."**

"Ako ay naniniwala sa Allah at sa Kanyang Sugo." [3]

١٣٥. يَقْرَأُ قَوْلَهُ تَعَالَى: هُوَ الْأَوَّلُ وَالآخِرُ وَالظَّهِرُ وَالْبَاطِنُ وَهُوَ بِكُلِّ شَيْءٍ عَلِيمٌ.

---

[1]. Muslim 4/2300.
[2]. Al-Bukhari, Fath Al-Bari 6/336, Muslim 1/120.
[3]. Muslim, 1/119-20.

Kailangan naring banggitn ang: **"HUWAL AWWALU WAL A-'KHIRU WA'THTHA-HIRU WAL BA-'TINU, WAHUWA BIKULLI SHAY IN 'ALEEM."**

"Siya ang kauna-unahan at kahuli-hulihan, ang Ath-tha-hir (Kataas-taasan) at Al-Ba'tin (Pinakamalapit) at batid Niya ng lubos ang lahat ng bagay." [1]

## 41. [2]Mga Panalangin upang makabayad sa pagkakautang.

١٣٦. اللَّهُمَّ اكْفِنِي بِحَلالِكَ عَنْ حَرَامِكَ وَأَغْنِنِي بِفَضْلِكَ عَمَّنْ سِوَاكَ.

**"ALLA-HUMMAKFINI BI'HALA-LIKA 'AN 'HARA-MIKA WA A'GNI-NEY BIFA'DLIKA 'AMMAN SIWAAK."**

"O Allah! Gawing sapat sa akin ang anumang Iyong pinayagan bilang kapalit ng anumang Iyong ipinagbawal at gawin akong malaya ng pangangailangan sa iba maliban sa Iyo." [2]

١٣٧. اللهم إِنِّي أَعُوْذُ بِكَ مِنَ الْهَمِّ وَالْحَزَنِ، وَالْعَجْزِ وَالْكَسَلِ، وَالْبُخْلِ وَالْجُبْنِ، وَضَلَعِ الدَّيْنِ وَغَلَبَةِ الرِّجَالِ.

**"ALLA-HUMMA INNI A-'U'THOBIKA MINAL HAMMI WAL'HAZANI WAL 'AJZI WAL KASALI. WAL BUKHLI WAL JUBNI. WA 'DALA'IDDAYNI WA 'GALABATIR RIJA-LI."**

"O Allah! Ako ay nagpapakupkop sa Iyo mula sa mga pagkabalisa at mga paghihinagpis, at mula sa mga kahinaan at katamaran, kakuripotan at kaduwagan, at

[1] . 57:3, Abu Dawud 4/329, Tinagurian ito ni Al-Albani bilang mabuti sa Sahih Abu-Dawud, 3/692.
[2] . At-Tirmithi 5/570. Sahih At-Tirmithi 3/180.

